PAHAYAGAN NG PARTIDO KOMUNISTA NG PILIPINAS
PINAPATNUBAYAN NG
MARXISMO - LENINISMO - KAISIPANG MAO TSETUNG

# ANG Bayan



Tomo X Bilang 16 Agosto 31, 1978

## M G A   N I L A L A M A N



Inilathala ng Komite Sentral ng Partido Komunista ng Pilipinas

SARI-SARI'T MABIGAT NA BUWIS
ANG KINUKUHA NGAYON SA MASA

Nagbabanta ang pasistang rehimeng Marcos na dakpin at ibilanggo ang lahat ng hindi magsabi sa gobyerno ng kanilang kabuuang kita at hindi magbayad ng hustong buwis.

Ginawa ang banta sa harap ng lumalakas na pagtutol ng bayan sa bago at malalaking buwis na ipinataw kamakailan ng rehimeng Marcos. Nakapaloob ang karamihan ng mga buwis na ito sa Dekreto ng Pangulo Blg. 1457, na pinirmahan ng diktador noong nakaraang Hunyo 11.

Walong tao, kabilang ang apat na negosyante, ang hinatulang mabilanggo at pinagmulta nang malaki, nitong nakaraang mga buwan, dahil sa hindi pagbabayad ng buwis at paglabag sa iba pang probisyon ng mga dekreto sa buwis. Sinabi ito sa isang pahayag noong Hunyo 22 ng Kawanihan ng Rentas Internas ng rehimen.

Sa pahayag ding iyon, nagbanta sa lahat ang ahensya sa buwis ni Marcos na mapapahamak sila, tulad ng walong taong hinatulang mabilanggo, kung hindi nila babayaran ang mga buwis ni Marcos.

Maliwanag na kapos na kapos sa pondo ang rehimeng Marcos. Sa pinakahuling dekreto sa buwis, itinaas nang higit sa 100 porsiento ang buwis sa negosyo, na mahigit nang pitong taong di ginagalaw.

Pinatungan na rin ng buwis ang kita ng mga samahang relihiyoso, siyentipiko, palakasan, pangkultura at pangbeterano. Ito ang kauna-unahang pagpatong ng buwis sa mga organisasyong ito.

Hindi na nakonsensya ang rehimen nang patawan pa nito ng 1 porsientong buwis ang pagbebenta ng mga produkto ng mga magsasaka, mangingisda at ibang nasa agrikultura. Para sa isang magsasakang ₱5,000 ang halaga ng ani sa isang taon, aabot sa ₱50 ang buwis na kanyang babayaran.

Idagdag ito sa ₱100 "buwis sa pribilehiyo" na ipinapataw sa sinumang gumagawa o nagbibili ng mga produkto, at aabot sa ₱150 ang kabuuang buwis --ang halaga ng isa't kalahating kabang bigas, na karaniwang pagkain ng isang pamilya sa loob ng isa't kalahating buwan.

Subalit hindi lang ito ang binabayarang buwis ng mga magsasaka. Nariyan ang butaw para sa "samahang nayon", ang kontribusyon para sa tinatawag na "barrio guarantee fund" at "barrio savings fund" at bayad sa irigasyon.

Bangkarote na ang rehimeng Marcos

Naghahagilap ng pondo si Marcos para huwag pa munang bumagsak ang kanyang pasistang rehimen. Higit kailanman, hirap siyang makabayad sa mga utang at produktong inaangkat ng kanyang rehimen, at mapondohan ang militar at mga proyektong imprastruktura.

Sa taong ito lamang, balak ni Marcos na makalikom ng halagang ₱28.2 bilyon mula sa buwis, singil sa aduana at iba pang rentas.

"Pinapatay na tayo ni Marcos sa buwis!" ang galit na sinabi ng isang mamamayan habang tinututulan ang sabay-sabay na pagtaas ng buwis sa halaga ng benta, buwis at amilyar, buwis sa propesyon at iba.

Sa mga buwis na ito, dalawa ang may kagyat na epekto sa presyo ng bilihin: ang buwis sa halaga ng benta at ang buwis sa ilang piling bilihin (specific tax).

Tuwing itataas ang mga buwis na ito, itinataas din agad ng mga kapitalista ang presyo ng kanilang produkto.

Ngayong pinatungan ng 7 hanggang 10 porsientong buwis ang kabuuang benta ng maraming bilihin, tiyak na muling tataas ang kanilang presyo.

Nito lamang, nagbanta ang mga kapitalista sa industria ng papel na tataasan nila ang presyo ng papel at iba pang produktong yari sa papel dahil sa pagtaas ng buwis sa halaga ng benta. Lalong mamahal ang presyo ng mga libro at kwadernong ginagamit ng mga estudyante.

Ganito rin ang ibinubunga ng panibagong pagtaas ng buwis sa sigarilyo at alak.

Halimbawa, dating 36 sentimos lamang ang buwis sa bawat kaha ng sigarilyong 20 ang laman at may halagang P1.50. Subalit ngayon, 40 sentimos na ang patong na buwis dito. Tinaasan na ng kapitalista ang presyo ng sigarilyo para makabawi sa dagdag na buwis.

## Mas mataas na amilyar

Para masubaybayan ang lahat ng kita sa halaga ng benta, nag-utos ang rehimeng Marcos na dapat resibuhan ang lahat ng bentang may halagang P5 o higit pa.

Paparusahan ang hindi tumupad dito ng pagkabilanggo mula anim na buwan hanggang anim na taon at ng multang mula P200 hanggang P6,000.

Isa pang malaking bawas sa kita at ari-arian ng mamamayan, pati na ng maliliit na panginoong maylupa, ang ibayong pagtaas ng bayad sa amilyar.

Matagal nang nahihirapan ang mga may-ari ng sariling bahay at lupa, at kahit ang maliliit na panginoong maylupa, sa mataas na bayad sa amilyar. Subalit sa halip na pakinggan ng rehimeng Marcos ang kanilang mga reklamo, itinaas pa nito nang 50 porsiento ang bayad sa amilyar. Ipapatupad ang pagtaas na ito sa Metro Manila ngayong taong ito, at sa ibang parte ng Pilipinas, sa susunod na taon.

Hindi pa nakontento rito ang Metro Manila Commission ni Imelda Marcos. Muli nitong tatasahin ngayong taong ito ang halaga ng gusali at lupa sa lunsod para maitaas ang amilyar sa susunod na kolektahan sa isang taon.

Masyadong mabigat na ang bayad sa amilyar kayat marami ang hindi makabayad. Sa siudad ng Maynila, 83 lote ang kinumpiska at sinubasta ng gobyerno, sa kabila ng pagmamakaawa ng mga may-ari na bigyan sila ng palugit para matubos ang lupa nila.

Sinabihan pa ng tuta ni Marcos sa Maynila, si Meyor Ramon Bagatsing, ang mga taga-Maynila na ipagbili na lang nila ang kanilang lupa at lumayas sa siudad kung hindi nila kayang bayaran ang amilyar.

Para sa malalaking may-ari ng lupa, ang pagtaas na ito ng bayad sa amilyar ay hindi malaking problema. Madali nila itong maipapasa sa mga nangungupahan sa kanilang lupa, sa anyo ng mataas na singil.

Kung kapitalista ang nangungupahan, naipapasa rin nila ang bigat ng buwis sa mga namimili, sa anyo ng mataas na presyo ng kanilang produkto. Subalit kung ang nangungupahan ay kabilang sa uring-manggagawa, wala na silang magagawa pa kundi bayaran ang mataas na upa.

## Buwis sa benta ng ari-arian

Para naman sa nagbabalak na magbenta ng kanilang ari-arian, tulad ng lupa, bahay o gusali, dapat muna nilang isipin ang mataas na buwis sa pagbenta ng ari-arian (capital gains tax). Umaabot ang buwis na ito sa 50 porsiento ng tubo sa pagbenta ng ari-arian.

Kayat aabot sa ₱25,000 ang buwis na babayaran ng isang mamamayan kung kumita siya ng ₱50,000 sa benta ng kanyang bahay at lote.

Hindi kataka-taka tuloy kung humahanap ng paraan ang maraming tao para huwag magbayad ng buwis.

Sa kasalukuyan, ang kita ng mamamayan ay hindi lamang pinababababa ng pagsasamantala at implasyon. Binabawasan pa ito ng patung-patong na buwis. Kamakailan, pinatawan ng 20 porsientong buwis ang kita (withholding tax) ng mga propesyonal (doktor, narses, inhinyero, arkitekto) at maging mga artista, singer at iba pang mang-aaliw.

Marami pang dagdag na buwis ang nakapaloob sa D.P. 1457, na nagmamadaling nilagdaan ni Marcos bago magbukas ang kanyang "Batasang Pambansa" upang hindi na malagay sa alanganin ang kanyang mga delegado at mapilitang tumutol sa kanyang patakaran sa buwis.

Ang lahat ng mga buwis na ito ay ginagamit para maiahon ang pangkating E.U.-Marcos sa krisis at higit pang pahirapin ang buhay ng masa ng mamamayan.

* * *

INILILIBRE SA BILYONG-PISONG BUWIS ANG MGA IMPERYALISTA

Habang walang awa ang pangkating Marcos sa pagpapataw ng buwis sa mamamayan, patuloy naman nitong inililibre sa buwis ang mga imperyalistang Amerikano at mga ahente nitong komprador.

Bunga nito, bilyun-bilyong piso ang ipinamimigay ng gobyerno, na dapat sana'y nakolekta sa mga mapagsamantalang dayuhan at kanilang mga katutubong alipuris.

Sa isang pahayag ngayong buwang ito, inamin ng komisyoner sa aduana, si Ramon Farolan, na may ₱2 bilyong halaga ng rentas at buwis ang hindi siningil sa mga imperyalista noong 1977, sa bisa ng pribilehiyo nila. Sa unang anim na buwan ng 1978, umabot sa ₱1 bilyon ang hindi kinubra ng gobyerno sa ganitong paraan.

Tinukoy ng Ang Bayan, sa isyu nito noong Marso 31, 1978, ang naunang pahayag ni Farolan, na nagsabing humigit-kumulang sa ₱6.2 bilyon ang halaga ng rentas at buwis na hindi siningil sa mga imperyalista mula 1973 hanggang 1977.

May ilang buwan lang ang nakararaan, nag-ingay ang rehimeng Marcos tungkol sa 5 porsientong buwis sa aduana at 5 porsientong buwis sa halaga ng benta na ipinatong nito sa mga negosyong imperyalista at komprador, na dati-rati'y hindi sinisingil ng buwis. Gustong likhain ni Marcos ang impresyong hindi niya itinatangi ang mga imperyalista sa pagpapataw ng buwis.

Subalit ang mga batas na ito sa buwis ay maraming palusot, kayat madaling nakaiwas ang mga imperyalista sa pagbabayad. (Ang Bayan, Hunyo 15, 1978)

Noong 1977, ayon na mismo kay Farolan, nakalikom ang gobyerno ng ₱280 milyon dahil sa pagkansela ng ilang pribilehiyong ibinigay sa mga negosyong dayuhan. Subalit tatlong beses ng halagang ito (₱730 milyon) ang nawala naman dahil sa bagong pribilehiyong ibinigay sa kanila.

## Mahalagang isyu ang buwis

Kabilang sa mga pribilehiyong tinatamasa ng mga imperyalista ay ang sari-saring pagpapaliban sa pagbabayad ng buwis sa tubo sa negosyo, at ang di-pagbabayad ng buwis sa pag-aangkat ng makinarya at hilaw na materyal, buwis sa pagkaluma ng planta at buwis sa pagbenta ng ari-arian at iba pang kapital.

Sa Pilipinas ngayon, iilan lamang--ang pangkating Marcos at mga amo nitong monopolyo kapitalista--ang [illegible] sa buwis. Ang iilang ito ang pangunahing nakikinabang sa mga buwis na ipinapatong sa mamamayan at mga seksyon ng burgesya.

Ang nakararami--ang masa ng mamamayan--ay patuloy na nakukuba sa patung-patong na buwis, habang nagdurusa sa lumalalang kahirapan at pagkadusta.

Lalong nagiging mahalagang isyu ngayon ang problema sa buwis sa antipasista, antipeudal at anti-imperyalistang pakikibaka ng mamamayan.

* * *

## MAMAMAYAN, HINDI IMPERYALISTA, ANG DINIDIKDIK NG REHIMEN SA PRESYO

Sari-saring hadlang ang inilalagay ng rehimeng E.U.-Marcos sa pag-ungkat ng mamamayan sa pamamalakad ng mga imperyalistang korporasyon sa Pilipinas.

Ito ang naging malinaw sa mga organisasyon ng mamimili na lumalahok sa mga pistang kunwa'y idinaraos kaugnay ng pagtatakda ng presyo ng mga pangunahing bilihing nanggagaling sa niyog (mantika, baretang sabon at gatas).

Napikon si Troadio Quiazon, ang ministro ni Marcos sa kalakalan at tagapangulo ng Konseho sa Pagpapatatag ng Presyo (PSC), nang hindi niya makumbinsi ang mga organisasyon ng mamimili na tanggapin ang dikta ng mga imperyalista.

"Nagpapasikat lang kayo!" bulalas ni Quiazon sa mga organisasyong nagpupumilit labanan ang pagtaas ng mga presyo. Pagkuwa'y tinangka niyang ilabas sa usapan ang isang organisasyon, sa hungkag na katwirang wala ito umanong karapatang kumatawan sa mga mamimili.

Ngunit hindi natinag ang mga organisasyon ng mamamayan, dahil alam nilang buo ang suporta ng malawak na masa sa kanilang pagtuligsa sa pagsasamantala ng mga imperyalista, asendero-komprador at malalaking burges na siyang nagbunga ng kasalukuyang krisis sa presyo.

Hiningi ng mga organisasyon kay Quiazon ang mga dokumentong iniharap ng mga imperyalista sa PSC ukol sa kanilang mga kalakarang pampinansya. Tumanggi ang papet na opisyal. Dahil dito'y napigilan ang detalyadong pagsusuri tungkol sa pandaraya ng mga korporasyong imperyalista.

Ayon sa ilang ulat, nag-oorganisa ng sariling organisasyon ng mamimili si Juan Ponce Enrile, tagapangulo ng Pangasiwaan sa Niyog sa Pilipinas (Philippine Coconut Authority) at kalihim din ni Marcos sa tanggulan, para mas maisulong ang interes ng rehimen sa nagaganap na pagtatalo sa presyo ng mga produktong nanggagaling sa niyog. Tatawagin iyon umanong "Tinig ng Mamimiling Pilipino, Ink.".

## Tingga sa gatas

Pagtatakip pa rin ng rehimen sa mga ano nitong monopolyo kapitalista ang nagaganap sa pagdinig sa sumbong na iniharap ng mga organisasyon din ng mamimili kaugnay ng nahahalong tingga sa gatas.

May ebidensya ang mga mamimili na, sa kapabayaan ng mga nagmamanupaktura ng delatang gatas, masyadong maraming tingga ang nahahalo rito mula sa ginagamit na lata. Ang pagpasok sa katawan ng tao ng sobrang tingga ay nauuwi sa pagkalason, pinsala sa utak at posibleng kamatayan laluna kung bata ang apektado.

Sa kabilang banda, nakatakdang itaas naman ang presyo ng pids o pagkain ng baboy at manok na nagsasangkap din ng giniling na kopra. Siguradong lalong mamahal ang presyo ng baboy at manok na itinitinda sa palengke at lalong hindi na makatitikim nito ang lubhang nakararaming Pilipino.

Inihayag ng mga organisasyon ng mamimili noong Agosto 22 ang balak nilang maglunsad ng malawak na boykoteo ng mga produktong galing sa niyog, para kontrahin ang pagmanipula sa presyo ng mga nagmamanupaktura.

Ayon sa mga organisasyon--ang Philippine Consumers Foundation, Inc., Consumers Federated Groups of the Philippines at Consumers Union of the Philippines--nakikipag-ugnay sila sa sektor ng manggagawa para sa binabalak na boykoteo ng mantika, baretang sabon at gatas.

Habang umiigting ang mga pakikibakang masa, lalong tumatatag ang mga organisasyon ng mamamayan. Nasasala ang mga karapat-dapat mamuno sapagkat kinakatawan nila ang kapakanan ng malawak na masa, at nalalantad naman ang mga nagmamalasakit lamang para sa makitid na interes ng iilan. Konkretong natututunan ng masa ang esensya ng reaksyonaryong estado.

Mula rito'y tiyak na lalo nilang tatangkilikin ang armadong pakikibaka ng mga manggagawa't magsasakang Pilipino para itayo ang estadong kakatawan sa pambansa't demokratikong kapakanan ng malawak na sambayanan.

* * *

## MAPANGANIB NA MGA PRODUKTO, ITINATAMBAK DITO MULA SA E.U.

Mapanganib na mga pestisidyo, medisina at ibang kalakal ang ipinagbibili ng mga imperyalistang Amerikano sa mga mamamayan ng mahihirap na bayan ng ikatlong daigdig, kasama ang Pilipinas.

Kinumpirma ito ni Ralph Nader, isang lider ng kilusang mamimili sa Estados Unidos, nang magreklamo siya hinggil sa patakaran ng gobyernong E.U. sa pagluluwas ng mga produktong ipinagbabawal o nalilimita ang paggamit sa bayang iyon.

Marami sa mga peligrosong produktong tinutukoy ay laganap na ginagamit sa Pilipinas, tulad ng pestisidyong Aldrin o gamot na Novaldin.

Sumulat si Nader kay Presidente Carter ng E.U. na kahit matagal nang binawi o nilimitahan ang nasabing mga produkto sa mga pamilihang Amerikano, patuloy pang iniluluwas ang mga ito ng malalaking korporasyong Amerikano. Hapag-alamang nagbibigay-panganib ang mga produktong ito sa buhay at kalusugan ng tao.

Ginagawang tambakan at palengke ng mga bawal na produkto ang mahihirap na bayan laluna, diin ni Nader.

Nangyayari ito, aniya, dahil walang mahigpit na kontrol ang gobyernong E.U. sa uri at kalidad ng mga produktong inilulubas ng mga korporasyong ito.

Kung tutuusin, kasabwat ang gobyernong E.U. sa panloloko ng mga korporasyong imperyalista. Hayagang pinapayagan ng mga batas ng E.U. ang paglulubas ng bawal na mga produkto.

Lumilitaw ring hindi pinipigilan ang mga korporasyong imperyalista na palitan ang etiketa ng kanilang mga produkto upang di mabistong bawal ang mga ito.

Bukod dito, sadyang hindi ipinapaalam sa umaangkat na mga bayan kung aling mga produkto ang pinag-iingatan o bawal ipagbenta sa E.U.

Matagal na nagkunwaring walang kaalam-alam ang papet na rehimeng Marcos sa panlolokong ito. Katunayan, kasosyo si Marcos sa mga kompanya, tulad ng Planters' Products, na namamahagi rito ng naturang mga produkto.

Ikinaila ni Miguel Zosa, diputadong ministro sa agrikultura ni Marcos, na may pumapasok na mga bawal na pestisidyo sa bayan. Ngunit malinaw na ibinebenta ang mga ito sa mga magsasaka, tulad ng Aldrin at Endrin.

Listahan ng mga produkto

Inilalathala ng Ang Bayan ang mga produktong dapat ipagbawal o limitahan ang paggamit:

1. Mga pestisidyong ginagamit sa ospital, bahay, pabrika at bukid laban sa insekto, amag o halamang singaw (fungi), masamang damo, daga at ibang hayop:

Aldrin; Aresenic Trioxide; Basic Copper Arsenate; Benzene Hexachloride o BHC; Bithionol; Chloranil; Chlordane; DBCP; DDD (TDE); DDT; 2,4-D; Dieldrin; mga panlinis na umano'y nakamamatay sa mikrobyo; Endrin; Heptachlor; Kepone; Lindane; Mercury; Metaldehyde; Mirex; OMPA; Parathion (Ethyl); PCB's; Pesthane; Phenarzine Chloride; Polychlorinated Terphenyl; mga gamot na ginagamit para lasunin ang mapinsalang mga hayop;

Quaternary Ammonium Compound; Safrole; mga gamot na pinagbababaran ng binhi; Silvex; Sodium Arsenite; Sodium Cyanide; Sodium Fluoride; Sodium Fluoroacetate; Sodium Hypochlorite; Strobane; Strychnine; 2,4,5-T; Thallium Sulfate; Toxaphene; Vinyl Chloride.

Ayon sa pagsusuri, maaaring magkasakit ng kanser, leukemya, at iba pa ang mga taong nalalantad sa naturang mga produkto. Humahawa rin ang mga ito sa pagkain at tubig kayat apektado maging ang mga taong di-tuwirang nalalantad sa mga pestisidyo. Nalalason ang mga alagang-hayop na kumakain ng damong nabombahan nito.

2. Mga medisina sa anyong tableta, pang-ineksyon, sirup, patak, krema at iba pa:

Amphenidone; Bamadez; Bellaks; C-Quens; Cal-C-Tose; Candettes; Cocoa-Borxay with Bithionol; Codanol EHL; Co-Tyzine; Cutitone; Cyverine HCL; Degerm with actamer; Dexserpine 5; sabong Dial; Dialose-plus; Dimethone; Dipyrone; Dornwal; Doxol-forte; Drinalfa; Efocaine; Entoquel with neomycc; Estralor-21;

Flexilon; Flexilon-HC; Flexin ETC; Flexin; Germa-medica with bithionol; Gestest; Hibicon; Isadoxal; KCL ETC Knox; Lan-o-kleen; Lavema; Librax; Marsilid; Medrol; Mer/29; Merthodrone; Miley's compound treatment; Millers;

Monasa; Narone; Neo-barine; Neo-Medrol; Neo-tyzine; Noloc; Norozanlyss; Novaldin; Orabilez; Ostamer; Pheny-Pas Tebamin; Polyvinyl-Pyrrolidone; Potassium Chloride; PRN; Profenil; Protemp;

Nangyayari ito, aniya, dahil walang mahigpit na kontrol ang gobyernong E.U. sa uri at kalidad ng mga produktong iniluluwas ng mga korporasyong ito.

Kung tutuusin, kasabwat ang gobyernong E.U. sa panloloko ng mga korporasyong imperyalista. Hayagang pinapayagan ng mga batas ng E.U. ang pagluluwas ng bawal na mga produkto.

Lumilitaw ring hindi pinipigilan ang mga korporasyong imperyalista na palitan ang etiketa ng kanilang mga produkto upang di mabistong bawal ang mga ito.

Bukod dito, sadyang hindi ipinapaalam sa umaangkat na mga bayan kung aling mga produkto ang pinag-iingatan o bawal ipagbenta sa E.U.

Matagal na nagkunwaring walang kaalam-alam ang papet na rehimeng Marcos sa panlolokong ito. Katunayan, kasosyo si Marcos sa mga kompanya, tulad ng Planters' Products, na namamahagi rito ng naturang mga produkto.

Ikinaila ni Miguel Zosa, diputadong ministro sa agrikultura ni Marcos, na may pumapasok na mga bawal na pestisidyo sa bayan. Ngunit malinaw na ibinebenta ang mga ito sa mga magsasaka, tulad ng Aldrin at Endrin.

## Listahan ng mga produkto

Inilalathala ng Ang Bayan ang mga produktong dapat ipagbawal o limitahan ang paggamit:

1. Mga pestisidyong ginagamit sa ospital, bahay, pabrika at bukid laban sa insekto, amag o halamang singaw (fungi), masamang damo, daga at ibang hayop:

Aldrin; Aresenic Trioxide; Basic Copper Arsenate; Benzene Hexachloride o BHC; Bithionol; Chloranil; Chlordane; DBCP; DDD (TDE); DDT; 2,4-D; Dieldrin; mga panlinis na umano'y nakamamatay sa mikrobyo; Endrin; Heptachlor; Kepone; Lindane; Mercury; Metaldehyde; Mirex; OMPA; Parathion (Ethyl); PCB's; Pesthane; Phenarzine Chloride; Polychlorinated Terphenyl; mga gamot na ginagamit para lasunin ang mapinsalang mga hayop;

Quaternary Ammonium Compound; Safrole; mga gamot na pinagbababaran ng binhi; Silvex; Sodium Arsenite; Sodium Cyanide; Sodium Fluoride; Sodium Fluoroacetate; Sodium Hypochlorite; Strobane; Strychnine; 2,4,5-T; Thallium Sulfate; Toxaphene; Vinyl Chloride.

Ayon sa pagsusuri, maaaring magkasakit ng kanser, leukemya, at iba pa ang mga taong nalalantad sa naturang mga produkto. Humahawa rin ang mga ito sa pagkain at tubig kayat apektado maging ang mga taong di-tuwirang nalalantad sa mga pestisidyo. Nalalason ang mga alagang-hayop na kumakain ng damong nabombahan nito.

2. Mga medisina sa anyong tableta, pang-ineksyon, sirup, patak, krema at iba pa:

Amphenidone; Bamadez; Bellaks; C-Quens; Cal-C-Tose; Candettes; Cocoa-Borxay with Bithionol; Codanol EHL; Co-Tyzine; Cutitone; Cyverine HCL; Degerm with actamer; Dexterpine 5; sabong Dial; Dialose-plus; Dimethone; Dipyrone; Dornwal; Doxol-forte; Drinalfa; Efocaine; Entoquel with neomycc; Estralor-21;

Flexilon; Flexilon-HC; Flexin ETC; Flexin; Germa-medica with bithionol; Gestest; Hibicon; Isadoxal; KCL ETC Knox; Lan-o-kleen; Lavema; Librax; Marsilid; Medrol; Mer/29; Merthodrone; Miley's compound treatment; Millers;

Monasa; Narone; Neo-barine; Neo-Medrol; Neo-tyzine; Noloc; Norozan-lyss; Novaldin; Orabilez; Ostamer; Pheny-Pas Tebamin; Polyvinyl-Pyrrolidone; Potassium Chloride; PRN; Profenil; Protemp;

RD Stilbestrol; Resorpine; Rexall; Sandostene; Sarkobium; Serpanray; Serpasil; SOD-5-PH-5-Theinyl Hydrantoinate; Stilbestrol; Surgionol; Tempain; Thiantoin; Thylox sulfur with actamer; Triurate; Versidyne; sabong ginagamit ng siruhano na may actamer na sangkap; Somatovite.

Dapat ding pag-ingatan ang mga gamot na nahahaluan ng mapanganib na dypirone. Kalat na kalat sa Pilipinas ang mga gamot na ito tulad ng mga sumusunod: Amaretic, Arcidin, Dageron, Beserol, Bipyrine, Cenafed, Connel, Deparon, Dimephril, Dovran, Dyrone, Flexogesic, Gardan, Gifaril, Locidin, Melubrin, Novaldin, Pacipyrine, Firil, Pyran, Pyridex, Supragesic, Temperyl at Unagen.

3. Iba pa:

--Asbestos at mga materyal na may halong asbestos. Ginagawa itong bubong at baldosa; subalit nang matuklasang nakakakanser sa baga ang asbestos, ipinatigil ang paggamit nito sa E.U.

* * *

TAGUMPAY ANG WELGA
NG MGA TAGA-BATAAN

Naglulunsad ng tuluy-tuloy na makauring pakikibaka ang mga manggagawa sa iba't ibang dako ng Pilipinas habang lumulubog sa di-matapus-tapos na krisis pangkabuhayan at pampulitika ang mga reaksyonaryong naghaharing uri.

Welga, mabagal na paggawa at paglabas sa pagawaan (walkout) ang mga sandatang ginagamit ng mga manggagawa sa paglaban sa mga kapitalista, batay sa mga ulat mula sa Bataan, Kamaynilaan, Lanao del Norte, Samar at Laguna.

Sa Samal, Bataan, nagtagumpay ang malakas na bukluran ng mga manggagawa sa Bataan Pulp and Paper Mills, Inc. Napilit nila ang may-ari ng BPPMI na bayaran ang kanilang sahod sa mga araw na pinatigil ang operasyon ng planta dahil sa pagtutol ng masang taga-Samal sa polusyong dulot ng planta. (Tingnan ang Ang Bayan, Hunyo 30, 1978.)

Muling pinayagang umandar ang planta nang magsimulang gumawa ng hakbang ang kompanya laban sa polusyon. Noong Hulyo 3, nanawagan ang BPPMI sa mga manggagawa na bumalik na sa gawain.

Ngunit hindi sinunod ng mga manggagawa ang panawagan nang malamang aawasin sa kanilang bakasyon ang mga araw na di sila pumasok dahil ipinasara ang planta.

"Hindi namin kasalanan ang pagkakasara ng pagawaan kundi kasalanan nila (ng may-ari), kaya dapat lamang na bayaran nila kami sa mga araw na di kami pumasok," anila.

Noong araw ding iyon, sinimulan ang welga. Nambola at nanakot ang kompanya. May alok na magpautang ng ₱300 bawat manggagawa na babayaran sa loob ng apat na buwan. Hindi ito tinanggap ng mga welgista sapagkat kabayaran ang gusto nila at hindi pautang.

Noong Hulyo 12, nanakot ang kompanya na ipasasara na ang planta kundi babalik sa gawain ang mga nagwelga. Hindi kumagat ang mga manggagawa. Sagot nila: "Kung hindi ninyo ibibigay ang aming ₱300 bawat isa bago mag-Hulyo 15, ₱600 ang aming hihingin."

Dumating ang Hulyo 15. Ibinigay ng kompanya ang makatarungang hinihingi ng mga manggagawa. Tagumpay ang kanilang welga.

## Tagumpay laban sa imperyalista

Nagtagumpay din ang welga ng 1,200 manggagawa at empleado sa Findlay Miller Timber Company, Inc. sa Kolambugan, Lanao del Norte, noong Agosto 23. Napilitang iutos ng Ministeryo ng Paggawa (MOL) na bayaran ng kompanya ang sahod ng mga manggagawa mula Hunyo 1978. Ayon sa mga nagwelga, mahigit P3 milyon na ang utang na sahod ng kompanya sa kanila.

Isa sa pinakamalaking kompanyang nagtotroso sa Pilipinas ang Findlay Miller, na 100 porsientong ari ng imperyalistang Amerikanong Pacific Wood Products Company.

Samantala, nagsumbong naman ang mga manggagawa sa Visayan Forest Development Corporation, isang trosohan sa San Isidro, Hilagang Samar. Sinabi nila na mula pa Setyembre 1976, hindi sila tumatanggap ng sahod mula sa VFDC.

Ayon naman sa pahayagang Kristyanong Isda, 130 manggagawang babae ang nagwelga sa Uniwear Inc. sa Makati, Metro Manila. Tinutulan nila ang 1) di-pagbabayad ng minimum na sahod, emergency allowance at 13th-month bonus; at 2) di-makatarungang pamamalakad ng kompanya.

Nagsimula ang welga noong Hunyo 13 nang magpiket sa harap ng pagawaan ang mga manggagawa. Hinadlangan nila ang tangka ng mga may-aring sina Mela Sebastian at Jose Jaime Yu na ilabas ang mga yaring produkto sa pagawaan.

Tulad ng dapat asahan, agad dumating ang dalawang kotseng patrulya na puno ng pulis-Makati at isang kotse ng Metrocom upang takutin ang mga nagwewelga at pangalagaan ang interes ng kapitalista.

Noong Hunyo 15, isang panel ng mga eskirol ang ibig ipasok sa loob ng pagawaan. Subalit magkakapit-bisig na humarang ang mga manggagawa sa harap ng geyt. Inutusan ni Pat. Buhain, pulis-Makati, ang drayber na lansagin ang piket. Nang ayaw sumunod ang drayber, kinuha ni Buhain ang manibela at sinagasaan ang mga nakaharang. Ilan ang malubhang nasugatan.

Ayaw makipag-usap ng mga may-ari sa unyon upang talakayin ang makatarungang hinihingi nito. Sinabi ng may-ari na ipakukulong nila ang mga sumama sa welga dahil ilegal ito. Muling ipinakita ng MOL ang pagpanig sa kapitalista nang magbaba ng utos na pinababalik sa trabaho ang mga nagwewelga.

Dumamay sa mga welgista sa Uniwear ang mga kapwa nila manggagawa sa kalapit na mga pabrika, na nagbigay ng moral at materyal na tulong.

## Binagalan ang paggawa

Sinimulan naman noong Hulyo 10 ang welga ng 200 manggagawa sa Polymers Inc., pagawaan ng mga produktong plastik sa Pasig, Metro Manila. Hindi rin ibinibigay ng kompanya ang kanilang emergency allowance.

Mabagal na paggawa naman ang sandatang ginamit ng mga manggagawa sa Solidmatic Corporation sa Pasig, upang pilitin ang kompanyang humarap sa negosasyon. Sa halip na 15 kalang de-gas, dalawa na lamang isang araw ang ginagawa nila.

Sa unang araw pa lamang ng pagpapabagal ng gawain, nakipagnegosasyon na ang kompanya tungkol sa di-pantay nitong pagtataas ng sahod.

Sa Magdalena, Laguna, sabay-sabay namang naglabasan sa pabrika ng kopra ang 295 tagaalis ng bao at tagabalat ng niyog sa Sunripe Coconut Products noong Hulyo 4. Tumutol sila sa paglabag ng kompanya sa kasunduan hinggil sa oras ng paggawa.

Ayon sa isyu noong Hulyo 16 ng Bangon, pahayagang masa sa Laguna, ibig ng may-aring si Albert Chua na dagdagan ng isang oras ang pitong oras na paggawa ng araw na iyon dahil sa pagkakatigil ng trabaho nang masira ang bomba sa tubig ng pabrika.

Hindi pumayag ang mga manggagawa at lumabas sila sa planta. Walang nagawa ang kapitalista. Ang Sunripe Coconut Products ay isa sa pinakamalalaking nagpoproseso ng niyog sa Pilipinas, na may malaking sosyo ang mga kapitalistang Kumintang sa Taiwan.

Sa mga welga at ibang anyo ng pakikibaka, nilalagom ng mga manggagawa ang kanilang mga karanasan, tagumpay man o hindi. Alam nilang di maiiwasan ang mabigo sa ngayon, subalit hindi ito pumipigil sa kanila upang muling lumaban. Sa ganito, tumataas ang kanilang pampulitikang kamulatan, at nakikita nila ang namumunong papel na dapat nilang gampanan sa pagbabagsak sa diktadurang E.U.-Marcos.

## Liderato ng proletaryado

Wika ni Kasamang Amado Guerrero, sa Lipunan at Rebolusyong Pilipino: "Walang pag-aaring pribadong kasangkapan ng produksyon ang mga manggagawa, at dinaranas nila ang pinakamakahayop na pang-aapi't pagsasamantala, kayat lagi silang nakahandang gamitin ang kanilang lideratong makauri at ibagsak ang mga umaapi at nagsasamantala sa sambayanang Pilipino."

Ipinakita niya ang direksyong tinutungo ng proletaryadong Pilipino, at sinabing: "Ang mga manggagawa ang uring pinakakonsentrado ngayon sa lipunang Pilipino; maramihan silang nagtatrabaho sa araw-araw. Mahigpit ang kanilang pag-unawa sa organisasyon at sa disiplina. Magagamit nila ang kanilang mga welga para pandayin ang kanilang makauring liderato at ihanda ang kanilang sarili sa pag-agaw sa kapangyarihang pampulitika kasama ng uring magsasaka at ibang pinagsasamantalahang seksyon ng lipunan. Sa paglulunsad ng mga pangkalahatang welgang nagkasabay ang kumpas sa hukbong bayan, makukuha nilang paralisahin o ibagsak ang kanilang mga kaaway sa uri."

* * *

## DIPUTADONG PUNONG MINISTRO MAHAL ANG GUSTONG PWESTO NI IMELDA MARCOS

Gustung-gusto ni Imelda Marcos na maging opisyal ang pag-angkin niya sa malawak na kapangyarihan sa loob ng pasistang diktadurang E.U.-Marcos, at araw-gabi siya ngayong nagpapakana para matuloy ang paghirang sa kanya bilang diputadong punong ministro.

Mabulaklak at labis-labis ang mga papuring umaalingawngaw sa lahat ng dako. Mapilit umano ang bawat sektor ng lipunan na nombrahan ni Marcos ang kanyang asawa bilang pumapangalawa sa kanya at legal na tagahalili. Mangyari pa'y mga sakristan at sari-saring utusan ng rehimen ang inaatasang magsuob ng insenso sa altar ni Imelda Marcos.

Matimtiman pa raw ang kanilang paraluman. Ayaw niya kunwaring tanggapin ang katungkulang matagal na niyang inaasam. "Helehele bago kyere" na rin ang kanyang naging laro bago siya maupo bilang gobernadora ng Metro Manila, at bago siya tumakbo sa dinayang "eleksyon" para sa "Batasang Pambansa" ng pasistang rehimen.

Kung tutuusin, talagang wala nang iba pang papangalawa kay Marcos bukod sa kanyang asawa. Tunay yata silang "pinagbuklod ng tadhana" para manghuthot sa sambayanang Pilipino. Bantog sa kasakiman si Imelda Marcos, kung kayat isa na siya ngayon sa 10 babaing pinakamayaman sa buong mundo. Kilalang-kilala rin sa buong mundo ang kanyang pagkahayok sa luho, na daig pa ang mga reyna noong unang panahon.

Matagal nang inihahanda ni Marcos ang kanyang asawa para maging tagahalili niya sa pagiging punong ahente sa Pilipinas ng naghaharing uring imperyalistang Amerikano, asendero-komprador at malalaking burges.

Ito ang dahilan kung bakit iba't ibang gawain ang inaatang sa kanya kabilang na ang pagiging embahadora't personal na kinatawan ni Marcos sa mga usaping diplomatiko. Minsan, nagkaambisyon pa nga si Imelda Marcos na mahalal na tagapangulo ng Pangkalahatang Asamblea ng Mga Nagkakaisang Bansa, kapangahasang agad ibinasura ng nayanot na mga delegadong nakatipon noon sa New York.

## Makabagong "dinastia"

Para takpan ang kanyang kawalang kakayahang manungkulan at mamuno, isang hukbo ng mga ayudante ang walang ginawa kundi kumarimot para ipasunod ang mga kapritso ng asawa ng diktador. Madalas idaing ng mga empleado sa gobyerno ang walang-bayad nilang pagtatrabahong obertaym, Sabado, Linggo't pista opisyal, para sa kanyang nakakahiligang proyekto. Resulta ng gayong pagsasamantala ang sinasabing mga "tagumpay" ni Imelda Marcos.

Parang hindi tumatabla kay Marcos ang pagtutol sa balak niyang magtatag ng "dinastia". May pagtutol maging ang mga among imperyalistang Amerikano ng rehimen, sapagkat alam nilang tataasan ni Imelda Marcos ang kanyang presyo sa mga transaksyon ng kanilang mga korporasyon dito, minsang maging diputado na siya ng kanyang asawa.

Sa kabila ng kanyang pangambang hindi ito magustuhan ng kanyang mga amo, mukhang itutuloy pa rin ni Marcos ang kanyang balak. Ang totoo'y wala siyang mapagkatiwalaang taong malapit sa kanya. Laging naroon ang peligrong ipapatay siya ng sinumang umaasang humalili sa kanya.

Ayon sa ilan, inihahanda ng mag-asawang Marcos ang alinman sa kanilang mga anak para humalili naman sa kanila pagdating ng panahon. Magtatayo sila umano ng makabagong "dinastiang" maghahari sa Pilipinas.

Mangyayari lamang iyon kung papayag ang sambayanang Pilipinong umurong ang kasaysayan, sa halip na sumulong tungo sa kinabukasan. Ngayo'y matatag na humahakbang sa landas ng rebolusyonaryong pagbabago ang mga mamamayang Pilipino. Sa pag-unlad na ito mauuwi sa alabok ang pangarap na "dinastia" ng diktador.

* * *

## PAMBANSANG MEMORYA, MAHALAGA SA PAMBANSANG REBOLUSYONG BAYAN

Isa siyang pangat, pinuno ng tribu, iginagalang at minamahal dahil kinakatawan niya ang katapangan ng masang Igorot sa makatarungang pakikibaka.

Mahusay niyang napagkaisa ang pagtutol ng mga Kalinga, sa kabundukang Kordilyera, sa pagtatayo ng malalaking dam sa kanilang lugar. Nilalabanan nila ang pagpapalayas sa lupa ng kanilang ninuno, at pagtapon sa kanila sa kung saang lupalop nang walang kabuhayan at walang dangal.

Pinapatay ng kaaway ang kanyang anak, sa pag-asang iyon ang maglilihis sa pangat sa landas ng nagkakaisang pakikipaglaban.

Nagkamali sila. "Hindi maaaring ang pagpatay sa anak ko ang maging dahilan para masira ang mapayapang pagtutunguhan ng ating mga tribu," anang pangat. "Hinihintay lamang ng ating mga kaaway na tayo'y magkagakagalit. Hindi ko ipaghihiganti ang aking anak."

Inilalarawan sa pangyayaring ito ang mga pagbabagong nagaganap ngayon sa pampulitikang kamalayan ng mga pambansang minorya sa Pilipinas habang lumalahok sila sa rebolusyonaryong pakikibaka ng buong sambayanang Pilipino.

Sino ang mga pambansang minorya at ano ang kanilang kahalagahan sa demokratikong himagsikang bayan?

Sila ang mga tribung natatangi sa nakararaming mamamayan, laluna sa larangan ng kultura. Ayon sa bilang ng gobyerno, may mahigit 60 magkakahiwalay na minorya sa Pilipinas ngayon, na bumubuo ng 12 porsiento ng kabuuang populasyon, o apat na milyong katao humigit-kumulang.

Mga Moro ang bumubuo sa pinakamalaking grupong minorya. May tatlong milyon ang bilang nila, at naninirahan sila sa Mindanaw, Sulu at Palawan.

Sa lahat ng pambansang minorya, sila ang may pinakamataas na antas ng organisasyong pangkabuhayan at panlipunan. Gayunman, ang sistemang peudal na umiiral ngayon sa lipunang Moro ay mabilis ding naaagnas at nagbabago sa pag-angkop sa mga pangangailangan ng pakikipaglabang Moro sa pang-aapi ng pasistang diktadurang E.U.-Marcos.

May kalahating milyon naman ang mamamayang Igorot sa kabundukang Kordilyera, na kinabibilangan ng mga Ifugao, Bontoc, Kalinga, Kankanai, Ibaloi at Isneg.

Tulad ng mga Moro, may mahabang kasaysayan ang mga Igorot ng paglaban sa mga manunupil mula sa labas, at hinarap nila sa digmang gerilya ang mga mananakop na Kastila, Amerikano at Hapones. Ngayon ay nag-aaklas sila laban sa pasistang papet na rehimeng Marcos. (Ang Bayan, Hulyo 31, 1978)

## Ang iba pang minorya

Sa kagubatan at kaliblihan ng Luson naninirahan ang ibang mga minorya tulad ng mga Tinggian sa Abra, Dumagat sa Quezon at Ita sa kabundukang Sambales at maging sa Bikol. Nasa Mindoro naman ang mga minoryang Mangyan.

Sa Mindanaw, bukod sa mga mamamayang Moro (mga Muslim na Maranao, Maguindanao, Tausug at Samal at di-Muslim tulad ng mga Badjao), may mga Manobo, Subanon, Bukidnon, Bilaan, Yakan, Bagobo, Tiruray at marami pa.

Karamihan sa mga grupong nabanggit ay nabubuhay sa pagtatanim ng palay o kamote sa mga kaingin. Nangangaso rin sila, nangingisda sa ilog at nangangalap ng saging at iba pang pagkain. Nanguguha sila at nagbebenta ng mga produktong gubat tulad ng yantok, dahong saging at pulot pukyutan. Bihira ang nagtatanim para sa kalakal, tulad ng mga Bontoc na may malalawak na kapihan.

Komunal ang pagmamay-ari ng lupa sa karamihan ng minorya, bukod sa mga Moro at Igorot na may mga batas tungkol sa pribadong pagmamay-ari ng lupa. Ibig sabihi'y itinuturing na may karapatan sa lupa ang bawat miembro ng grupo, at walang indibidwal na umaangkin doon laluna't kung hindi siya mismo ang nagbubungkal.

Noong bago dumating ang kolonyalistang Kastila, anang mga istoriko, namumuhay ang mga tao sa Pilipinas tulad ng mga minorya ngayon. Nagkaroon lamang ng pagkakaiba nang sa panloloko't pandarahas ay masiil ng mga dayuhang mananakop ang panlalaban ng karamihan sa mga Pilipino.

## Ugat ng sobinismo

Itinaboy nang itinaboy ang mga Pilipinong ayaw magpasakop, at ang patakarang ito ng pagsupil sa kanila ay ipinagpatuloy ng imperyalismong Amerikano hanggang sa kasalukuyang panahong naghahari ang rehimeng E.U.-Marcos.

Sa pagkamuhi ng mga naghaharing uring dayuhan at katutubo sa mga tribung di nila mapasuko, ipinalaganap nila sa mga mamamayan ang sobinismo o makitid na pagiging makabansa. Sa pamamagitan ng mga eskwelahan, simbahan, pahayagan at iba pang instrumentong pang-ideolohia ng naghaharing uri, itinanim sa isip ng mga Pilipinong sakop nila ang pagtakwil sa mga minorya bilang mga "di-sibilisadong" kundi man sobra ang bangis ay katawa-tawa.

Ngunit hindi mabubura ng sapilitang pagkakabukod na ito na iisa ang dinaranas na kahirapan ng mga pambansang minorya at ng malawak na masa n ng ibang magsasaka't manggagawang Pilipino.

Ang aba nilang kalagayan--sakit, gutom, panloloko, paghamak, kawalang-bahala, kamangmangan--ay kalagayan din ng mga kapatid nilang Pilipinong inaapi't pinagsasamantalahan, tulad nila, ng imperyalistang Amerikano, malalaking asendero at malalaking burges-komprador.

Lupa ang pinakamalaking problema ng mga pambansang minorya. Saanman sila naroroon, umaabot ang mga kompanya ng troso, rantso, asyenda't korporadong sakahang umaagaw sa kanilang lupa at nagtataboy sa kanila sa lalo pang makitid na sulok at liblib na kagubatan.

Madalas, ang tumatakam sa ganid na naghaharing uri ay hindi ang lupa mismo kundi ang laman nito--mahahalagang mineral na magpapayaman sa mga imperyalista at lokal nilang kasabwat. Lalong lumala ang pang-aagaw ng lupa ng mga minorya sa ilalim ng batas militar.

## Panunupil ng PANAMIN

Hindi lamang ang mga imperyalista, malalaking asendero at burges komprador ang nagtataboy sa mga minorya. Pinalalayas din sila para magtayo ng mga proyekto sa imprastruktura ang papet na rehimeng E.U.-Marcos tulad ng Chico dam sa Kordilyera.

Ang mga minoryang nagtatrabaho sa mga trosohan, o manggagawa sa asyenda, ay lubhang pinagsasamantalahan ng kapitalista. Madalas, mas mababa ang sahod nila kaysa iba, at mas mabigat at matagal ang trabaho. Kapag ipinagbibili naman nila ang mga produktong nakakalap nila sa gubat, ang komersyante ang nagdidikta ng presyo at laging mababa ito nang di-hamak sa presyo sa palengke.

Kamamalas ang pag-aglahi ng pasistang rehimeng E.U.-Marcos sa mga patakarang antiminorya ng PANAMIN (Presidential Arm for National Minorities).

Sa katotohanan, ang PANAMIN ang opisyal na kasangkapan ng gobyerno para yurakan ang karapatan ng mga minorya. Ito ang nagkukulong ng mga minorya sa mga reserbasyon samantalang nagsisilbing ahente para sa mga mangangamkam ng lupa. Binubulok ng PANAMIN ang tradisyunal na moralidad ng mga tribu sa tangkang bumili ng mga sarili nilang tauhan at espia.

Isa pa ring tungkulin ng PANAMIN ang magmatyag at sumugpo sa makatarungang pakikibaka ng mga pambansang minorya sa pagtatanggol ng kanilang mga demokratikong karapatan.

Minsang magsuspetsa ang reaksyonaryong estado na namumulat at kumikilos ang mga minorya sa alinmang lugar, agad na nagpapadala ng mga

papet na tropang AFP para supilin sila. Tulad ng naiulat na ng Ang Bayan sa nakaraang mga isyu nito, sa kamay ng kaaway na tropa nadarama ng mga minorya ang buong lupit at karahasan ng sobinismo ng estado tungo sa kanila.

## Paglahok sa rebolusyon

Gumaganap ang mga pambansang minorya ng mahalagang papel sa pambansang demokratikong rebolusyong pinamumunuan ng Partido Komunista ng Pilipinas. Aktibo silang kalahok sa digmang bayang magbabagsak sa paghaharing imperyalista, peudal at pasista, at magtatayo ng demokratikong pamahalaang bayang mangangalaga sa kapakanan ng malawak na masa ng sambayanan.

"Dahil sa sariling kalikasan, hindi matutugunan ng kasalukuyang reaksyonaryong estado ang mga kondisyon sa pagkakapantay-pantay ng mga bansa sa Pilipinas," ani Kasamang Amado Guerrero ("Ang Patakaran Natin sa Pakikibaka ng Mamamayang Moro", Ang Bayan, Marso 15, 1977).

Ang pagkakapantay-pantay na ito, paliwanag niya, ay matitiyak lamang ng isang demokratikong estadong bayan. Tanging ang ganitong estado, aniya, ang makatitiyak na hindi na magiging biktima ang mga pambansang minorya ng sobinismo, pang-aapi at diskriminasyon.

Anang Pambansang Demokratikong Prente sa Sampung-Puntong Programa nito: "Karapatan ng mga pambansang minorya na palayain ang sarili sa pang-aapi (ng pasistang diktadurang Marcos) at pagpasyahan ang sariling tadhana. Kalakip ng karapatang magpasya sa sarili ang karapatang tumiwalag sa isang estado ng pambansang pang-aapi, o piliin ang autonomia sa loob ng estadong gumagarantya sa pagkakapantay-pantay ng mga nasyonalidad."

Itinataguyod ng Partido Komunista ng Pilipinas, bilang pagtangkilik sa Prente, ang magiting na armadong pakikibaka ng mamamayang Moro sa timog ng Pilipinas. Patuloy na nagkakamit ng matutunog na tagumpay ang Hukbong Bangsa Moro laban sa mga reaksyonaryong papet na tropa.

Matatandaan na lumagda sa kasunduan sa Tripoli, Libya, noong Disyembre 23, 1976 ang gobyernong Marcos at Prente sa Pambansang Pagpapalayang Moro (MNLF) hinggil sa proklamasyon ng autonomong rehiyong Moro sa 13 probinsya ng Mindanaw, sa loob ng soberania ng kasalukuyang estado.

Bagamat itinuturing ng MNLF na pagbibigay na ito kay Marcos alang-alang sa panunumbalik ng kapayapaan, walang pag-aatubiling nagtraidor si Marcos sa kasunduan sa sandaling malagdaan ito. Hindi niya tinupad ang kanyang ipinangakong proklamasyon ng autonomiang Moro.

## Ang hukbong bayan at ang minorya

Maagang namulat at napakilos sa pambansang demokratikong rebolusyon ang mga minoryang di-Moro, sapagkat sila ang masang naninirahan sa mga kabundukang pinauunlad ng Bagong Hukbong Bayan bilang mga baseng gerilya sa iba't ibang dako ng kapuluan.

Malugod na tinatanggap ng mga minorya ang pagdating sa kanila ng hukbong bayan, at mabilis ang pagtangkilik nila rito bilang sarili nilang hukbong nakikipaglaban para sa kanilang kapakanan.

Sa tulong ng BHB, napapatatag ang kanilang pagbubuklod bilang tribu habang binabaka nila nang hakbang-hakbang at sa siyentipikong pananaw, paninindigan at paraan ang mga problemang daantaon na nilang hinaharap. Sa tulong ng masang minorya, natututunan ng mga Pulang mandirigma ang bawat landas sa bundok, ang bawat halamang napapakinabangan, ang bawat sapang mapangingisdaan.

Sa rebolusyonaryong ugnayang ito, natutupad ang hiling ng isang mamamayang Subanon sa Zamboanga del Sur: "Gusto naming malaman kung ano at kung sino ang hadlang sa aming pag-unlad. Turuan ninyo kami." At ang dagdag naman ng isang mamamayang Bagobo mula sa Cotabato: "Pangalagaan nating ang mabuti, itakwil ang masama." Ibig magbago ng mga pambansang minorya, pero sa sarili nilang paraan.

## Paglitaw ng mga kadreng minorya

Tumutugon sa hangarin nilang ito ang panawagang nakasaad sa Programa ng Partido Komunista ng Pilipinas sa Demokratikong Rebolusyong Bayan: "Palitawin ang bagong tipo ng liderato, ang rebolusyonaryong liderato, sa hanay ng pambansang minorya upang mahalinhan ang tradisyunal na lideratong hindi nangangalaga manapa'y tumutulong at kalahok sa pagsasamantala sa kanila."

Alinsunod sa panawagang ito, marami nang mahuhusay na kadre ng Partidong napalitaw sa pamamagitan ng organisasyong masa sa hanay ng pambansang minorya. Habang nagbibigay ng rebolusyonaryong gabay sa kanilang mga tribu, binubuhay nila ang mainam na tradisyon sa pamumuno nito. Inaalalayan nila ang mga pambansang minorya tungo sa tunay na integrasyon sa pagkakapatiran ng buong sambayanang Pilipino.

Isa sa mga katangi-tanging kadreng ito si Ka Ana, isang Ita na kabilang sa mga kauna-unahang babaing nahirang na pinuno ng yunit ng Bagong Hukbong Bayan.

Kinilala ng Partido ang bukod-tanging kalidad ni Ka Ana at binigyan siya ng lahat ng pagkakataong mapaunlad ang kanyang angking kakayahan. Sa panig naman niya'y hindi nag-imbot si Ka Ana sa kanyang paglilingkod sa Partido, sa masa at sa rebolusyon. Napatay siya kamakailan sa isang enkwentro sa kaaway sa Floridablanca, Pampanga--bayani ng sambayanang Pilipino.

Lilikhain ng demokratikong estadong bayan ng hinaharap ang mga kondisyon para magkaroon ang lahat ng pambansang minorya ng walang-hanggang pagkakataon, tulad ni Ka Ana, na umunlad at mag-ambag nang buo sa pagtatayo ng lipunang sagana, makatarungan at pantay-pantay.

* * *